# ANG KATIPUNAN

ALIWAN NA MAY DALAUANG BAHAGUI

TUGMA NA SINULAT NI

Gabriel Beato Francisco

Nangyari sa pulo nang Lusong nang taong 1896

## ICATLONG CASULATAN

MAYNILA

Limbagan nang "La Democracia," Villalobos, 5 Quiapo.
1899.

# Lumabas nang minsan sa Teatro Oriental



Ang aliwang ito ay nalathala na sa pamahayagang ANG KAPATID NANG BAYAN.

# UNANG BAHAGUI

Ang butod ng digmaan ay bundok: sa paanan nito ay pamumutihan nang cahoy na lanca na may mga buñga at bañgin na sagana sa baguing na cun tatanaui'n sa ibaba ay may lansañgan. Pagcahaui nang telon ay aauitin ang *CANTO NACIONAL FILIPINO.*

## Música.

Ina naming Filipinas
sa sandaigdig ay hayag,
ang cayamanan at dilag
ualang sucat macatulad.
Iyo namang caanacan
labing sadya cung sa tapang,
di natatacot mamatay
at marunong magpangalang.
Caya cayo li ot' tacsil
na castilang sinungaling,
dapat bayaran sa amin
inyong mga pang alipin.
Lalo ang mga sucaban
na frailang tampalasan,
ñgayon ay capanahunang
magbayad sa mga utang.

Pag-hinto nang-auit ay muling magsisitaban nang copa at saca paguiguitna ang calabatan.

# Hablado.

Josefo, Lusino, Kalingtong, Tomasa, Idéng at ilang mang luluas ng gulay, na umaauit hargang tumatacbo.

## UNANG DIGMA

Sila rin

JOSEFO —Hali... mga ale!...
LUSINO. —Dalí... mamarg cuán!...
KALINT. —Magsibimpil cayo!... (*ang katipunan ay nag-uupuan sa lilim ng isang cahoy, at ng tauagan ang mga mangluluas ay nagtindigan*) —cami'y balitaan!... ¿mayroong sundalo cayorg nadaanan nacasabay caya ó cya'y nasundan?...
TOMASA.—Uala po!... (*gulat.*)
JOSEFO —Uala! (*uurong at bubunutin ang sundang*).
TOMASA (*gulat*) —Uala po!...
JOSEFO (*magara*) —Uala baga sa boong pag'acad cayong naquiquita. (*hahakbang...*)
TOMASA —Uala po!...
IDENG —Uala po!... (*gulat na gulat*)
JOSEFO. —!Maguirg sa Barrancá at mga pilapil na daanan nila!...
TOMASA.—Uala pol...
IDENG —Uala po!... (*gulat na gulat*)
JOSEFO. (*paiquit*) —Cun gayo'y caiñgat yaong mga lilo, tacsil, buhong, sucab dito sa pisao co at mahabarg tabac.

TOMASA.—¡Ina co!
JOSEFO. —Icao ay inanó at na paina!...
LUSINO. —Magsilacad cayo at huag mañgamba
at hindi aanhin naming magcasama
at ang madaana'y pauang mag-aadya.
TOMASA.—Cun gayo'y salamat!...
IDENG. —Cami po'y paalam!...
LUSINO. —Dios ang mag-iñgat sa boong lansañgan.
(*Lalayo ng caunti.*)
JOSEFO —Catoto!... catoto!... sabihing maghintay
at tayo'y humiñgi ng canin at ulam.
LUSINO —Mga aling cuan!... maghintay cayo!...
KALING. —Dulugui...
LUSINO. (*lalapit*) —Ibabá... sunong na bilao
at cami'y iuanan ng isa't tabaco
na sucat macain sa tahanang cubo.
TOMASA (*Ibababa*) —Cayo po'y cumuha
KALING. —Iuan na ang lahat.
LUSINO —Huag baga naman at cahabag-habag.
(*sa cay Tomasa*)
—Ito'y quilala co na maraming anac
(*sa cay Ideng.*)
—Si comare naman ay may amang bulag.
JOSEFO (*Cucuha sa bilao*)
—Maraming salamat!... salamat sa inyo!...
TOMASA.—Cami'y lalacad na.
KALING. —Mañgag tuling cayo.

(*Mulıng lalacad ang mga manglalacó.*)

## ICALAUANG DIGMA

Josefo at Luino.

JOSEFO. —Hindi nauucol cañgino mang tauo
balamin ang duk-hang may laco sa ulo.

LUSINO —¡Ano ang gagauin!... tayo nama'y uala
ualang maibili at ualang masila
uala naman tayong sucat na magaua
sa mga mayamang lubhang masagana.
Caya ang marapat ating pagtiimin
bagang at panigbi na nagcacadiin
ang gauang masama na masamang gauin
ay ipaquibilang sa gauang magaling.
Yamang na rito na sa gal'ás at gulod
na guinagalaan mailap na hayop
ang ating catauang sa palad ay capus
at hindi na mulat sa gubat at bundoc.
At cun tayo naman ay magpapabaya
sa lagay na yari na caaba-aba
ating tatamuhin sa guinala-gala
lasapin ang dalo'y malamig na luha.
At sa abang anyo di co acalain
matuyo ang damó na lagui sa lilim
uala namang inet, uala namang cusim
at ualang masabing ng guad hilahil.
Liban sa nangyaring aco ay natacot
sa unós ng bagyong nacaquiquilabot
caya sumaisip na bago macurot
pailanlang muna sa patoc ng bundoc.
At cung nacalang tutubo sa cutad
ang binhi ni ama sa punlang sincamas
di co aabutin ang pagcabagabag
at di sasapitin ang ganitong hirap.
Ñgayon co dinamdam ang saquit ng bato
cun tumitimo na sa talampacan co
ñgayon na danasan pagtulog sa cubo
at ñgayon lumacás ang aquing pagtacbó.
OSEFO. —Aco caya naman dito ay sumapit
dahil sa hicayat ng isang caibig
ang mga tinuran ay napacatamis
at macahihibo sa pusong tahimic.

Aco na nga sana'y di maniniuala
sa mga tinuran at isinalita
LUSINO. —¿Baquin ca na tañgay ng dagta ng lanca?
JOSEFO. —Dahil sa mabañgo ang buñga sa lupa,
Na dili umano pilit magbubuig
dito sa Maynila puno ng lansones
cahiman bumaba hangang himpapauid
hindi tutulutan ng nunuñgong lañgit.
Na ang ibubuñga maluoy sa uica
malunot sa sabi't mahulog sa lupa
caya mag tatamo ng mga biyaya
ang baua't mag'inang sa mga tumana.
At saca nga ñgayon uala cahit isa
ang mayroong pusil at may escopeta
ualang cigarrillo, uala namang cuarta
at ang cabuhaya'y lanta pa sa lanta.
Caya ang marapat ¡oh piling catoto...
tayo ay sumagui sa may Ermitaño
ó cun dili naman at loloobin mo
tayo ay pumaroon sa Byac-na-bató.

*(Muling magdadaan ang mga mangluluas ng gulay.)*

## ICATLONG DIGMA

Lusino, Josefo, Kalingtong, Tomasa, Ideng at ilang maggugulay gaya rin nang una.

LUSINO. —¡Tigni... mga mamá!...
JOSEFO. —Masdi... mga ali!...
ang napadaluhong sa pagca lalaqui
cung mayroong muk-hang ipagcacapuri
sa Dios, sa patria at tauong marami.
Caya ang marapat mga mamang cuan
ang itapong tiñgin cami'y balitaan

ng inyong naquita sa buong lansañgan
mula sa cay Cubau at ibang daanan.
TOMASA.—Uala pong balitang sucat na masabi
liban na sa tugué na na ipagbili
ng higuit at labis sa halagang dati
sa daan, sa bayan at hangang palenque.
LUSINO. —¡Alil... hindi yaon ang ibig na turan
ng aquing catotong cadugtong nang buhay.
TOMASA.—¿At ano pong bagay?
LUSINO. —Cami'y balitaan
tungcol sa sundalong inyong na daanan
TOMASA.—Mayroon po
LUSINO. —¿May sundalo ñga po baga?
TOMASA.—¡Siya ñga po! at na sa Baranca
nañgag-uupuan ang magcacasama
at na sa cay Cubau... ang canyo't bandera
LUSINO. —Cun gayon catoto ay atin munang lisan
ang puno ng lanca't masayang batisan
ng upang tamuhin ang pagtatagumpay
sa bala ng mauser at iba pang bagay.
JOSEFO. —Cun siyang magaling...
KALINT. —Abata catoto!...
at narito na daw civil at sundalo
may canyon, bandera pimpiang at bombillo
LUSINO. —¿Ano ang pasiya?
JOSEFO. —Magcubli na tayo
sa gulod at galas mga cagubatan
LUSINO. —Ng upang madaquip ating macupohan
duag na cazador at civil na hunghang

## IKAAPAT NA DIGMA

Saca ang pinunong matapang sa patay.

JOSEFO. —Tanauil... tanaui't di pa gumiguití
puñgapong sa gubat at viga sa lati

ang mga sundalo'y nagcaguiriguiri
ng pagtatacbuhan sa lungga'y pag oui.
¡Sino ong mag-acalang ang tayong ng labong
tumuñgo sa lupa ng uala pang dahon!...
¿baquin caya baga big'ang naiingatong
lahat ng casador ng ualang dagundong?

KALINT. —Marahil ang supot na piong ialagyan
ng bala't pólvorang ipinamamayan
ay punó ng abó't ua'ang ilalaban
sa ating sundalo at bayaning cawal.

JOSEFO. —¡Di cung macaharap at tayo'y maquita
marahil ang tacbo ay lalong lalo na
at ang masaguiang tauo, cahoy, vaca
mamatay sa ihet at sa pagtataua!...
¡Hindi co masabi na sa pagcaduag
sa macacalaban na uala pang armas
ó sa catacutan na baca mautas
ang hiniñgang tañgan nacacaung-caung!...
Sa pagcat ang guiias na ating quilala
sa mga castila na magcacasama
higuit sa bayani at lubhang bihasa
sa paquiquidigma at paquiquibaca.
At saca ñga ñgayon ganito ang tacot
sa mga calaban na na sa tugatog.

KALINT. —Caya ang marapat ihiñgi cay Santos
ng bala at pólvora ang búrcc ng itlog

LUSINO. —¿Baquin caya baga ninasang mag tago
sa bañgin at gubat ng higuit sa pugo,

## ICALIMANG DIGMA

Josefo, Lusino at Kalintong

JOSEFO. —Dahil sa balita na big'ang lumago
sa pitak ng dibdib at na abang puso,

LUSINO. —Ang magaling nito tayo ay gumaua

muog na mataas, matibay na cuta
sa tabi ng daan at piling ng langca
ng may pañgublihan ating mga digma.
Ng hindi mañganib sa tunog ng canyon
añgil ng mauser, siclab ng remington
radyang pagtibayin at sa mga burol
ay may daang lihim na di manunuynoy.

JOSEFO. —Maiguing acala

LUSINO. —Caya ang magaling
barreta at pala ñgayon din ay cunin
sa *Real batería* ,t, ang unang hucayin
ang baybaying yaon (*ituturo*).

JOSEFO. —Dito ipapaling
Pagcat may lusutang bañgin at batisan
sa luasan at hulo, sa caliua,t, canan
at may mga cahoy na lubhang malabay
na macalililim at may tatanauan.
Caya ang mainam ay mayroong isa
sa cahoy na ito na may larga-vista
ng upang mamalas at caniyang maquita
lahat ng darating na macacabaca.
Ang tatanod dito ay cung bababa man
ay pahahalili sa isang matapang
na di natatacot sa mga asuang
diwata at tictic, nuno,t, mangcuculam.

LUSINO. —Cun gayon catoto iyong ipag-utos
sa mga bataang ganap na sumunod

## ICAANIM NA DIGMA.

Sila rin, si Tibó at ang cawal.

JOSEFO. —¿Nañgasaan cayo?

TIBÓ. —Cami po'y lincod
sa lahat ng bagay na maipag-utos

JOSEFO. —Ang tactac at punque, pala at barreta

ay inyong caunin na magcacasama
tuloy na ilaquip ang pali oc at caua
ng may paglutuan itong ating tropa.

TIBÓ. —Sa lilim nang atas cami,i, uma ayos (*aalis*)

KALINT. —Cabimanauari, sa inyong pag sunod
sa utos ng puno caye i, mga tampoc
at ang mga butse'y humiguet sa manoc

## IKAPITONG DIGMA

Lusino, Kalingtong, Tibó at ang cawal

TIBÓ. —Nañgagsidating no ang pinag-utusan

LUSINO. —Ang burol na yaon ang siyang tayuan
ng muog at cutang macasasang lang
sa hocbo at digma ng lahat ng caual.

JOSEFO. —Sumulong na cayo,t bumucay ng balon,
gumaua ng lapát, tumaga ng cahoy,
magalá ng patpat, ang bato y ubunton
ng hindi masira sa bala ng caniyon
Subu'il datapua!...
(*lalabnutin ang buhoc*)—¡ualang magagaua!...
¡huag sasayañgin ang ating adhica!...
¡huag acsayahin pag d sa acalá
ng macapagtayo ng muog at cuta!...
¿Cun ang itutulo ng pauis sa hucay
ng sancá sa cuta ay maipagpantay
ng bundoc at burol na matatanimam
ng café, abacá at ibang halaman?
¿Di caya mag-ani ng maraming pilac
mahitic na puri't mas ganang hiyas
at sa haharapi'y ating mamamalas
ang buig ng tua sa sañga ng galac?
O cun dili caya'y ating ipagtanim
sa buquid, tumana at mga caiñgin

ng palay at tubó, úbe, gabe,t ságuing
sa taong susunod daming aanibin.
At sa haharapin, isang piquit-mata
ay may titibaing puno ng abacá
may buñga ang café't ang puno ng manga
ay hitic na hitic ang lahat ng sañga.
Subali sa cuta mataas na muog
pagod, camatayan siyang mapupulot
at ang pita't nasa dadaihin ng culog
sa galás at parang gulod at tugatog.
Nguni! ñguni! ñguni! (*labnot din ang buhok*) ito ang magaling
higuit sa hat man ating aanibin
walang pañginong aalinsunurin
at ualang castilang sucat umalipin.

## ICAWALONG DIGMA

Josefo, Lusino, Kalintong, saca si Tibó at ang cawal

JOSEFO. —Maa gaano caya ang taas at capal
ng cutang na tayo sa may calunuran.
LUSINO. —Acó ay tataung sa nañg g huhucay
ng upang matabo,t, ating maalaman
*(Hihipan ang silbato lilitao si Tibó)*
TIBÓ. —¡May ipag-uutos!
JOSEFO. —¿Naglagay ng pinit
na sucat lusutan ang hañgin at inet
cun baga sumagui ang mga balauis
sa maog at cuta at mga belenes?
TIBÓ. —Opo!...
JOSEFO. —¿Mayroong gaano ang capal
at taas ng cuta sa may calunuran.
TIBÓ. —Higui't tatlong vara't ang mga cauayan
ay may isang metro ang baon sa hucay

JOSEFO. —Cun gayo'y hauanan ang dacong itaas
at saca patayin ang maquitang landas.
LUSINO. —Ng upang madali caunin ang lahat
na na aamulan sa punong bayabas.
KALINT. —¡Sulong na!... maglicsi!... haluan ng tacbo.
TIBO —¡Cayo'y aquing lisan!...
KALING. —Lumacad na cayo!...

## ICASIYAM NA DIGMA.

Sila rin.

JOSEFO. —Capag na ibañgon ang lahat ng ito
may catatagan na ang mga sundalo
At di magagahis cahit pag-ubusan
ng maraming tucso na ating calaban
at di mapapasoc saan man magdaan
ang mga castilang tunay na caauay.
Liban cung m gahol sa tinga't pólvora
at sa... cani't ulam cung nag babaca na
subali sa tapang na aquing naquita
itac ay catimbang ng mauser nila.
At cun dili baga pauang magagaling
ang mga sundalo at bataan natin
ang guloc at pisao na tañging patalim
di maisusuyo sa bala ng mauser.
Sa pagca't maicli't di macaaabot
sa caya ng mixtong malacas sa culog
matulin sa quidlat at cung macatohog
ang pambong ng mansa'y caquilaquilabot.
Subali ang mixtong aquing isinaysay
at ang licsi, lacas, dahas, catapañgan
capag sinarili at pinanghauacan
pilit magagahis ng macacaauay.
Caya ang marapat sa pagcat uala na
tayong gagamiti't gagauing sandata

liban sa itiric ang dalauang mata
sa nunuñgong lañgit at daquilang gloria.
At sa Dios Ama at Divino Verbo
sa Vírgen Santísima at lahat ng santo
ating idalañgin ang lahat ng ito
cahimanauari tayo ay manalo.

LUSINO. —Ang mauiuica co at maisasaysay
sa iyo catoto't piling caibigan
hangang masagunson bala ng calaban
mga bata natin padapain lamang.
Saca cung lumalo putoc na sagunson
isibasib nila tabac na pang-lulong
hangang sa tumacbó yaong mga buhong
huag ititiguil ang tagang palacol.

JOSEFO. —Gayon ñga ang g ua!... caya cung uariin
ng aquing pasiya, puso at panimdim
mga buhay nilang catulad ng atin
iniaalay na sa mga patalim.
At sa camatayan na lilibot-libot
sa bundoc, sa bayan at mga alaboc
na di tumitiguil sa mga pagdampot
sa buhay ng tauo na guising at tulog.

LUSINO. —Ang sa aquin naman na pagcacamasid
sa mga caauay:—¡cun ano ang bilis
ng bala ng manser, gayon din ang inet
ng gato't pag ilas sa lauac ng buquid!

KALINT. —¡Tunay caya baga lahat ng sinaysay
ng mga catoto't aquing caibigan
¡marahil ay hindi!... ¡pauang cabambanan
at ang ibang turing ay capalaluan!...

## ICASAMPUNG DIGMA.

Sila rin, saca si Tibó at ang cawal.

TIBÓ. —Inyo pong dalauin ang cuta at muog
na lubhang mainam ang pagcacaayos

JOSEFO. —¿Tunay?
TIBÓ. —Tanauin mo po at macalulugod
ang taas at capal, catulad ng gulod.
JOSEFO —Cung gayon ay bigyan ng bitso't tabaco
ang lahat ng cawal na doo'y dumaló
dalhan pa ng alac na na sa sa frasco
Jerez, Manzanilla at anis del mono.

(*Ipagcacaloob sa cawal ang lahat ng itó*)

TIBÓ. —Salamat! salamat!
KAWAL. —Mabuhay! mabuhay!
ang ating pañgulo at bunying general!...
KALINT. —Hayo sumulong na! ang pagsusunuran
ang inyong gagauin magpacailan man.
JOSEFO. —Yamang na bañgon na ang mucg at cuta
ng magcacapatid na aba at duc-ha
sa awa ng Dios at Poong daquila
na dunong tumiñgi't pabam cumaliñga.
Tayo namang lahat magtica't manalig
sa lahat ng santos at mga angeles
ng upang abutin ang pita at nais
sa dacong ibayo ng mga pañganib.
LUSINO. —Ang lalong mabuti tayo ay maghalal
isang pintacasing madadalañginan
sa lahat ng oras at sa paglalaban
ay iadya nauá sa mga caauay.
JOSEFO. —Cung gayon ang dapat ang ibunyi natin
angel ng principerg San Miguel Arcangel
ang siyang ibayng sa puso't panimdin
at siyang daiñgan saan man puma'ing.
Sa pagcat ang tapang ng principeng bunyi
sa lañgit at lupa ay di nagagabi
at sa pag'ilincod sa Hari ng hari
palalong si Luzbel ay inalugami.
Sa hirap, sa hapis at sa casbaan
at pinapagdusa calolcuat, catauan

sa alab ng apuy at sa casanaan
punong sinusunod noong mga hunghang!
Na mga demonio
KALINT. ¡Mabuti!...
LUSINO. —¡Magaling!...
KALINT. —Maigueng pasiya... at sa anting-anting
na aquing iniñgat... na aayon mandin!...
ang magandang atas dapat nating sundin.
JOSEFO. —Cun ang pasiya co ang paaayunan
si Chito ang ating suutan't gayacan
sa pagcat ang sabi at uica sa tanan
siya'y may daluping pinanghahauacan.
Na cun ga totoo ating masusuboc
sa paquiquibaca at paquiquihamoc
sa loob at labas ng alin mang muog.
CHITO. —Sa bundoc, sa bayan, sa lupa't sa dagat
cun sa aquing galíng sila'y magugulat
sa hacbang, sa uacsí, sa acma't pagdilat
ng dalauang mata...! yao na ang quidlat.
Na aquing dalupi at ang anting anting
cun siyang umiral ay lalong magaling
dahil sa itaas, boong pañgorrio
ay malalaro cong catulad ng hañgin.
KALINT. —Marahil totoo,t, may catotohanan
ang mga sinabi nitong caibigan
LUSINO. —Ng ating masuboc ñgayon din suutan
saca paliparing tulad sa asuang.

## ICALABING-ISANG DIGMA.

Sila rin.

JOSEFO. —¡Hayo na! ñgayon din!... Icao ay magsuot
ng gayac Arcangel, príncipe ng Dios
ng upang maligtas ang boong tugtog
sa bala ng Mauser at mga dayucdoc
(*susu-utan.*)
CHITO. —Sa aquin ay bagay ang gayac na ito.

KALINT. Di nababagay sa iyong pagcatauo
CHITO. —¿Baquin baga hindi ibig na catoto?...
KALINT. —Dahil sa caduagan at icao'y tatacbó.
sa siclab ng gato at haguing ng bala
at sa maaamuy baho ng pulborá
lalo cung sacsaquin ng macacabaca.
CHITO. —¿Di baga talos mo na di nagugulat
sa tunog ng culog at ningning ng quidlat
at di natatacot sa macacalamas
na may itác, pusil at anomang tabac?
KALINT. —*Sa calahatang tauo).*
Matiodi ang cábag nitong si catoto!...
at masamang hañgin ang na sa sa ulo!
CHITO —Ng iyong masuboc mga sinabi co
damputin ang pusil... subuquing totoo!...
KALINT. —Ibig mo
CHITO. —Subuquin cung iyong tatablan
ng tagá at sacsac at balang maañgal
KALINT. —Cung lumilipad na iyong mga bagang
mangyayari caya muli pang mabuhay?
CHITO. —Huag ang catauan ang iyong subuquin
cung mayroong tacot hinayang sa aquin
ang iyong unayan ng tagang madiin
itong baluti co na may anting-anting.
At cung hindi tablan ng taga at sacsac
ay iyong barilin ng sa boong dahas
ng upang matalos ang buti cong hauac
at ng maniuala ang macamamalas.
KALINT. —Tignan co! tignan co! aquing susubuquin
ang daluping ito na lubhang magaling
ng naWa'y mahaui ang dauag sa bañgin
na nacasusucal sa iyong panimdim
*(Tatabanan ang pusil at ang dalupi ay ilalagay na mabuti at saca gagauaran ng putoc. Pagcahaui ng tunog ay tataua at sasayao si Chito sa pagcat hindi tinablan.)*

CHITO. —Cahiman mag-ubos ang galing at buti
hindi magcacagahi ang pagcalalaqui
di magugutlian ang tag'ay na puri
di masusugatan ang pagcabayani.

KALINT. —Diyata! diyata! hindi co tatablan
ang dalupirg itong ualang cabuluhan
asahan catoto abó na ñgang tunay
itong baluti mong pinacacamahal.

(*Muling gagauin ang pagsuboc, pagsayao at pagtaua ni Ckito.*)

LUSINO. —Aco ñga! aco ñga! ang siyang susuboc
sa anting-anting mong pina-iimbulog

CHITO. —Sa iyo'y sucat na ang galing sa bucboc
at mulá sa lamgam, maliit na lamok.

(*Itatago yaon, hahalinhan ng ibang balut at sa pagpipllit ni Lusino na yan din ang caniyang masuboc ay aabutin ng pagbababa nang telon*).

# ICALAUANG BAHAGUI

Mga katipunan: ang ilan ay naglilinis ng pusil, ang ilan naman ay nagsasayauan at nag-lauitan at ang ilang babaye ay naliligo sa batis.

## Hablado

### UNANG DIGMA

Si Chito ay gayac lacayo, caya nga ang cuaco at calicot ay capua biyas ng cauayang malaqui at papasoc ng papatacbo.

CHITO. —Mag-iquilos cayo at nañgarito na culog sa Cartago at lintic sa Grecia.
*(Maguguló ang sayauan)*
LUSINO. —¿At saan na roon?
CHITO. —Sa Real batería.
*(Ang putucán ay maririñgig mula sa loob.)*
LUSINO. —Tauguin sa batis ang mga babaye.
KALINT. —¿Ano?
LUSINO. —Caunin mo ang sinta co't casi ra na sa batisan casama ng ale at dalauang bata na capua lalaqui.
JOSEFO. —*(Papasoc na nag-cacandarapa)*
Magmadali cayo at nañgarito na ang mga sundalo, casador at guardia

ang na sa catsua'y mauser at pistola
mayroong músico, tambor at corneta.

DÁMASA.—¡Ina co!

DORAY. —¡Ay Dios!

JOSEFO. —Huag cayong matacot
huag pahinain ang sariling loob
sa nayon, sa bayan, sa parang at bundoc
ay may camatayan na lilibot-libot.

KALINT. —¡Sulong na! *(Cay Dámasa)*

DÁMASA, (*Sa mga bata*) —¡Mag-madali, mga anac co
tayo'y aabutin ng mga sundalo

DORAY. —¡Ang aquing blanquete

IDENG. —Ang aquing postizo

CHITO —¡Ang aquing calicot!... at... ang aquing cuaco

KALINT. (*Sa mga babaye*)
—Anong na isipa t, cayo ay sumunod
sa hihip ng hañgin na mulá sa timog?

CHITO. —Dahil sa... panibugho at sa pagseselos
at ang calandian ay dalhin sa bundoc

DORAY. —¡Oho!

CHITO. —Tila hindi!...

KALINT. —¿At saan pa baga?

CHITO. —Sa panibugho ñga sa sintang asaua

(*Putucan sa loob ng digmaan, si Doray ay magtatabon ng layac*).

DÁMASA.—¡Lusino! ¡Lusino! ¿nasaan ca baga?
¡icaw ay umilag sa ulan ng bala!...
¡Lusino! ¡Lusino! cami ay itago
sa cugon, talahib at layac na tuyó.

LUSINO. —Dito magsibiga!... sa pagcat malagó
ang luya luyaha't nang'auit ang dapo
(*Putucan*).
—Subsob na Dámasa!

DÁMASA —¿Saan baga Sinong?

LUSINO. —¡Dito sa talahib!... dito! dito! dito!

iyo ñg isubsob matigas morg ulo
*(Mahihiga at tatabunan ng layac)*
DÁMASA —Lusino, halica! ¡halica Lusino!
LUSINO —Aco ay narito sa puno ng manga
itupi ang bibig huag mag-alala.
CHITO. —Cabit humahañgit umulan ng bala
iyong panibugho'y hindi na nag baua

ICALAWANG DIGMA

Si Chito ay magtatabon na nacalitaw ang puit.

KALINT. —Yamang naliligpit ang mga babaye
tayo namang lahat sa gubat mañguble
pagcat ang calaban ay lubhang marami
at di mag gapi ng pagcabayani.
LUSINO —Cun gayon ang uica ¡abata!
KALINT. —¡Abata!
CHITO —Huag acong iuan! *(babañgon)*
LUSINO. —¡Huag cang sumama!
CHITO —Aquing ilalaban calicot cong dala!
¿Ito bagang talim ng aquing nalicot
di maipapantay sa talas ng guloc?
KALINT —Cung gayo'y abata!
CHITO —Hintay mga irog
at ang aquing cuaco ay nag-iinusoc
*(Sususuhan at saca hihititin)*
KALINT —¡Madali!
LUSINO. —¡Madali!
CHITO —Hintay cayo! hintay!
aco ay ñgañgañgañga ng upang tumagal
*(Babataquin ang languay at saca magcacalicot)*
at baca sacali tayo ay malaban
sa mga castila na pauang sucaban
KALINT. —¡Madali!
LUSINO. —¡Madali!

CHITO. —Hintay! hintay cayo!
madaling maluba ang ikmong Patero
at cung malalaban mahiguit sa ikmo
ang aquing g gauin sa lahat ng lilo

ICATLONG DIGMA

Ang mga cazadores, civil, voluntarios at infantería ay masasalubong ni Tecla at ni Paco.

PEÑA. —Capagca umaga na macaliuay-uay
cami ay umalis sa cuartel general
na ang tica't nasa gubati't looban
lahat ng bimacsic sa bundoc at parang.
Unang dinaana'y bañgin, sapa, gubat,
matu'is na bató matinic na dauag
na sa bauat hakbang ay may nadudu'as
at may nadadapa sa lumot at lusac.
Dahil sa sinagui nayong Balangutan
na sacop ng Turic, lupang Capampañgan
hangang sa sinapit patoc ng Magalang
na lubhang mataas, malapad ang parang.
At sa laquing pagod sa pagcacalakad
sa buquid, sa parang, sa gulod, sa galás
ng aming sapitin licod ng Arayat
di na macahakbang ang paa sa dulas.
Caya sa pag hacbang at mga pag liñga
sa bañgin, bu'aos, sapa at tumana
cung aco'y malubod at saca mahiga
hindi co na ibig bumañgon pang cusa,
At sa gayong hirap uala cahit isa
matanaw na tauo at ualang maquita
isa man lang cubong mag-gauad guinhaua
sa malaquing pagal na aming dinala.
Subali mayroon caming naririñgig
na putoc at siclab sa mga talahib

dapua hindi naman abutan ng masid
at hindi matunton ang landas at batis.
Sa gayon ng gayon ibinalic cami
sa dacong hilaga, nugnog ng Camansi
ng uala rin namang maquitang bubuli
siya ñgang pag-oui cahit hating gabi.

PACO. —Cun gayo'y humimpil at magpahiñgalay
ng upang mahaui ang matinding pagal.

TEKLA. —Tayo ay humapon at may nalalaan
na cauunting caya sa tahanang bahay.

## ICAAPAT NA DIGMA

Dámasa, Doray, Kalintong, Nonato, Chito.

DORAY. —Mabuti at hindi aco'y na yuracan
ng mga sundalo ng sila'y magdaan
at di man naquita ang paa at camay
doon sa bulaos na quinasubsuban.

KALINT. —Cun hindi magaling ang aquing tagalpo
marahil na sagui sa pagcacatago.

NONATO. —Ang aquing balani cun di naisubo
tayo ay binañgaw at ñgayo'y mabaho.

CHITO. —Cun aco'y quinilos ay naquita sana
ng mga sundalo ang dahas at sigla
at tuloy na suboc ang aquing sandata
talim ng calicot higuit sa muhara.
(*Saca bubunutin ang talim ng calicot.*)
¿Dito baga caya ay may pananalo
bayoneta, sable at armas de fuego?
sa banta co'y hindi... lalo,t, cun ang itso
ay aquing bayuhin sa anyo cong ito.
(*Manimincayad saca magcacalicot.*)
At cun di matacot silang calahatan
sa aquing calicot na cahahañgaan

ito namang cuaco siyang susuusuhan
hangang sa umalis at mang gtacbuhan.

DÁMASA.—(*Papasoc ng papatacbó at acay ang mga bata*) Dangan ito! (*babatucan si Chito*)

CHITO.—¿Baquin?

DÁMASA.—Dahil cay Cundendeng
at sa cay Lusinong nagtago sa bangin
na di mailayo at casiping-siping
tulad sa pistola at sa pasang pusil
(*Si Chito ay mapapatanga*)
Sa pagcabinga co sa pinagtaguan
aquing naquiquita lahat ng mag daan
caya nga marami ang dami ng hilang
ng mga sundalong pauang sandatahan.
Sa bagay na yaon aco'y umaasa
di na mabubuhay, di na magquiquita
nguni si Lusino ang na ala-ala
cung aquing maiua'y ¡pano caya baga!...

CHITO.—¡Si Lusino! ¡at si!... (*taua*) caya di lumapit
sa inyong mag ina na na sa pañganib
dahil cay Cundendeng sininta ng labis
at di mailayó sa caniyang titig.
Caya nga cagabi siya ang casama
at doon nangubat sa puno ng manga
at pagcacamulat ng canilang mata
ang unang ininom ay gatas ng vaca.

DÁMASA.—Tunay nguni baga ang iyong sinaysay

DORAY.—¡Aba! oo!... aba! at sa catunayan
hindi naquihamoc ng nag puputucan;
cami ni Kalintong ay pinabayaan.
Caya ng maubos ang aming municion
aming hinahanap laguing linilingon
yaong si Cundende ang cacandong-candong
pagcat umi-inget at lulungoy-lungoy.

## ICALIMANG DIGMA

Sila rin.

KALINT. (*Papasoc ng papatacbo)*
¡inyo ñgang tanauin mga casi't ibig
at tila caauay itong nagbabalic
DORAY. —¡Jesús co!
DÁMASA. —Jesus co! anong masasapit.
naming mag-iina?... ¡mataas na lañgit!...¡
DORAY. —¡Huag cang maiñgay!— ¡huag cang cumibo!...
¡aquing tanauin!... *tutuntong sa isang bato*).
DÁMASA. —(*Magugulat*) —¡Cami'y mag tatago
sa gubat, sa bañgin at sa dacong hulo
ng bañgin ñgang itong maraeng lagulo
DORAY. —¡Halica at hindi!... at ang na sa una
ang iyong Lusino at ilang casama
na pauang may pasang pusil at sandata
at ang iba naman bitbit ay muhara.
DÁMASA —Salamat cun gayon.

## ICAANIM NA DIGMA

Papasoc si Lusino at si Beteng ay naca mambisa

JOSEFO. (*sa cay Lusino*) —¡Catoto't caibigan!
mula sa malayo'y aquing natanauan
sinta mong asaua ay na hintacutan
sa mga sacuna at ating pagdatal.
LUSINO. —¿Cung matalos caya ang ating na sapit
sa sumaguing unos ay hindi mahapis?
JOSEFO. —Marahil malunos at sucat maamis
ang puso't panimdim na calong ng dibdib
LUSINO. —¡Cung gayo'y ilihim!... ¡huag isalita
ang boong nangyari sa lilim ng lanca.

## ICAPITONG DIGMA.

Si Dámasa'y dudulog cay Lusino at cay Kalingtong

DÁMASA —¡Catoto at casi!... ¡batis ng biyaya
¡aco ay haguisan ng ilang balita!...
Ng tungcol sa digma na nacalingitong
sa parang at bundoc at loob ng nayon
na dili umano cayo'y nañga gahol
at nañgahirapan... caya nag si urong
Sa bulaos, sapa at ibang cublihan
ng usang mailap na tubo sa parang
caya may nagtago sa gubat-gubatan
at lubhang pañgainib nasapit ng buhay.
LUSÍNO. —Cung yao'y totoo! ñgani ng magalit
ang lahat ng cawal ay muling nag balic
at saca hinabol ang mga balauis
hanggang sa S. Juan sila'y inihatid.
At sa catunayan ay aquing nacuha
reló ng capitan, at sable ni Peña
gayon ang patupat, mariquit na pipa
saca ang bursigueng macapal ang suela.
BETENG. —Lahat mong sinabi'y ualang cabuluhan
sa aquing na cuha na sadyang mainam
tigni at mambisa ang na sa catauan
puno ng galletas ibang cabuhayan.
Ang lahat ng bulsa na paliguid-liguid
sa aquing catauan ay siguic na siguic
tignan at may lata, tinapay, matamis
at may medalla pang sa dibdib pang sabit.
Bucod pa ang pipa, itso't cigarrillo
tabacong *Insular* at anis del mono
bucod ang salapi at papel de Banco
bucod ang peseta't bucod ang mamiso.

DÁMASA.—Cung gayon catoto aco'y balituhan
ng maibibili sa pabaügo,t, suclay
saca sa b anquete, postiso,t, pamaypay.
BETENG.—Ayaw aco, ayaw!
DÁMASA. —Aco'y iyong bigyan
BETENG.—Ayaw aco, ayaw!
LUSINO —Bigyan na
KALINT. —Bigyan na
BETENG —Bigyan co ng ano
LUSINO. —Bigyan mo ng cuarta
BETENG —Ayaw! ayaw! ayaw aco
LUSINO —Ayaw ca ñga ba
BETENG.—Aba at nagalit... toma!
DÁMASA. —Ayaw co na.
*(Uulit-ulitin ang toma at ayaw co na)*

## ICAWALONG DIGMA

Papasoc ang mga voluntario sa Casino at si Tomás ang mañguñguna sa caramihan ng mga bahay na na sa itaas.

RICO. —Tomás! *(Hindi madidiñgig)*
PEÑA. —Tomás! *(Sasagot mula sa malayo)*
TOMÁS —Señor! *(saca lalapit)*
PEÑA. —¿Cañginoong tahanan
camalig na yaon at malaquing bahay
na na sa caliua at na sa canan?
TOMÁS. —Sa cay Juan Haring quilala ng tanan.
Isa'y alilisan malaquing camalig
dalawa ay bañgan ng palay at guilic
caya ñga sagana ang mga bimacsic
at di magugutom cahit ang masapit.
Abutin ng buan, bumilang ng taon
at gumala-gala sa bañgin at burol.
PEÑA. —Cung gayo'y sunuguin... sulsulan ng apuy
ng ualang siluñga't di macapag pulong.

At ualang macain sa bundoc at parang
ang mga himacsic liloong katipunan,
RICO —Hayo na... sulungi!
TOMÁS. —Cung gayon ang saysay
sa isang pósporo sunog na ngang tunay

(*bubunutin ang pósporo at saca lalacad*)

RICO. —Maghintay ca! Tomás! at cami'y sasama
baca ca mapatay ay di na maquita
ang iyong urilat at bacas ng paa
TOMÁS. —Di po na gulubat ng sa gayon lamang
RICO. —Di ca natatacot sa mga caauay
na pauang may gulec at sucsoc ng sundang
TOMÁS —Capag sa castila ay mahihiualay.
Aco'y matatacot sa magcacapatid
noong katipunan na pauang balauis
na uala ngang gaua sa parang at buquid
cung hindi mag nacaw at mag-umit-umit.
Dangan at ang culay tunay na tagalog
di mai-caila at dito sumipot
tatalicdan co na't itulad sa hayop
tanang cababayan na pauang balacyot.
Caya nga po aco'y nagcacamit hiya
tauaguing tagalog, tubo sa Maynila
RICO —Cun gayon ay ¡Bravo! (*tatapiquin*)
PEÑA. (*tatapiquin*) —Uala cang camuc-ha!
RICO. —¡Bravo! ¡bravo!
PEÑA. —Bravo! ito nga ang bata
RICO. —Cun gayo'y abatá at ating sunuguin
bahay at camalig ng lilo at tacsil.

(*Yayao ang mga voluntario sa caliua at susunuguin ang mga bahay na na tatanao; siya namang pagpasoc ni Juan Hari, ni hermana Goria, ni tininteng Isiong at ilang capit bahay*)

## ICASIYAM NA DIGMA

Samantalang sinusunog.

JUAN. —Ang aquing tahana'y inacyat pinanhic
ng mga sucabang mahiguit sa ganid.
Quinuha sa caban cuartang naiipon
ang guinto'y sa pitac noong aparador
ang papel de Banco ay sa isang cahon
at ang mga pilac sa lalagyang baul,
At saca sinunog damit na pangbahay
hinacot ang bigas na na sa bigasan
ang baiiga'y inabó, at sa alilisan
hinacot ang pilon ng mga asucal
Saca ang calabaw, buo't mga guya
sa buquid at parang nag laboy, nag-gala
hinuli, inacay at ang boong nasa
iowi sa bayan, dalhin sa Maynila.

ISIONG. —Sa aquin mang bahay ualang itinira
ang mga alictiyang dusing ng corona.

GORIA. —Di magcacagayon cun ang nañguñguna
na tenienteng Tomás... *(aagauin ang pag-*

JUAN. *sasalita)* —¡Sucat na! ¡sucat na!...
Siya ang nag-wicang bahay co'y sunuguin
abuhin ang bañga't calabaw'y lipulin
cadugtong pang wica ng lilo at tacsil
lahat ng lalaqui huli t patayin,
Caya ñga nag tago lalaqui sa bahay
cumubli sa galás at gubat-gubatan
ng hindi abutin ng mga sucaban
na sadyang humanap ng icabubuhay.

GORIA. —Sa bahay co naman guinanang pagpanhic
aquing mga carmen na na sa sa liig
dinurog, linuray, pinagpunit-punit
gayon ang estampang sa dinding nag sabit.

Saca ng macuha ang aquing pestiso
sa pinit ng silid, maliit na cuarto
guinuso't guiniic saca ibinató
sa dapugang calan na punó ng abó.
Sa pag bahalucay sa pitak ng mesa
blanquete co naman ang siyang nacuha
at inahilamus sa mukha at taiñga
at di co malaman ang nanguing figura.

## ICASAMPUONG DIGMA

Papasoc ng papatakbo at matatanaw na inilalacad na ang mga anwang.

URBANO —May apat na puo calabaw na acay
si teniente Tomás ang na sa unahan
GORIA. —Ayun nga ang mga... (*Ituturo*)
JUAN. (*Ituturo din*) —At nag tatauanan
dahil sa marami canilang na nacaw.
ISIONG —At may naaancás na maraming saco
ng palay at bigás, darác, ipá't abó
at ang madaanang guya, buló't aso
ay inaacay din at itinatacbo.
(*Ang unğa nğ mğa calabaw ay maririnğig*)
JUAN. —Ang lahat ng bagay ating matitiis
sa pagcat linoob ng nunuñgong lañgit ......
subali capagca Dios ang nagsulit
na magbubunga na mabuog na lanscnes.
Tanda't mag-aani sa nayon at bayan
ang magcacanatid nitong katipunan
saca magsisisi ang lahat ng hunghang
gaya niyang liloog ating cababayan.
At pacaasahang ualang pagbubula
itong sasabihin sa bató itaga
yamang di nasupil ng mga castila
ang bugsong nagdaan na camunsing baha

Di na maa-auat ang baba ng dugo
haogang sa umapaw sa luasan at bulo
at ang kalayaan na nasa ng puso
di na masusupil sa caniyang pag'ago.
Caya cun ang aquing barga't aliisan
inabó't sinunog ng mga sucaban
at ang pag aari sa loob ng bahay
quinuha, guinagá at canilang sinamsam.
Hindi isasama niyaring aquing loob
at di dadalawin camunsi man lungcot
at cahit inacay ang lahat ng hayop
at quinacain pa ñga ang itlog ng manoc.
Nguni ang puso co'y walang pagpalagyan
galit sa nagnacaw na mga sucaban
caya ñga... caya ñga... ang suba'i lamang
ang canilang samá ay baka tañgisan.
O caya'y magsisi araw cung dumating
ng pagpaparusa sa lahat ng tacsil
sa pagca di taus sa puso't panimdim
ang guinaua nila na nacalalaguim.
Laman ng catauan higuit sa quinurot
at di mangyayaring malibing sa limot
baca ang masapit matimbang sa hayop
ang canilang buhay na iimbog-imbog.

ISIONG. —Sa aquin mga bulo dapat mag alala
si Rico't si Tomás capua palamara
pagca't ang panaho'y di maquiquita
cun saan bibimpil at saan habarga.

URBANO.—Gayon din sa aquing guya at bisiro
na hinila nila sa tabanang cubo.

GORIA. —Gayon din sa aquing blanquete't postiso
na sinunog nila at guinauang abó.

JUAN. —Caya ang marapat huag ng habulin
lahat ng ninacaw guinagá sa atin
itac na mababa ang siyang alamin
ng upang idiglay canilang quinain.

URBANO.—Cung gayon ang uica ¡abata casuyo!
atin ng idamay dalisay na dugó
sa mga himacsic na sadyang nag bubo
ng yaman at buhay na pamimintuho.
Sa nasang maa'is sa caalipinan
at hangad tamuhin yaong kalayaan
na atas ng Dios sa tauong sinoman
at cabit cangino na caniyang quinapal.

# Uacas nang ikatlong kasulatan

